# Field Trip ng KPCCenter Women Section sa Kuwait Entertainment City









# Pag-usapan po natin!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.








Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: pagusapan@gmail.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Barguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section


*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com

# Editoryal

Tinanong ko ang karamihan sa mga tao kung ano ang nais nila sa buhay, at nakakuha ako ng parehong sagot, "Gusto kong maging masaya." Karamihan ay naniniwala na ang kaligayahan ay isang bagay na maaaring makamit at maangkin ng tuluyan. Inaasahan natin na darating ang panahon kung saan sa wakas tayo ay magiging masaya, ngunit hanggang sa ngayon ito pa rin ang patuloy nating inaasahan. Gusto nating makarating sa tuktok ng Gulong ng Buhay at manatili doon. Ang layunin ay nananatiling mailap. Ang "kaligayahan na walang hanggan" ay hindi kailanman matatagpuan sapagkat habang nandirito tayo sa mundo ay imposibleng makamtan ang kasayahan at manatiling masaya. Kung ang buhay ay batay sa pagkuha ng kaligayahan, tayo ay laging kakapusin dahil ang buhay ay laging nagbabago na parang gulong na umiikot.

Mas mainam pa ang maghanap na lamang ng "kagalakan." Ang kagalakan ay may kaugnayan sa kaligayahan, ngunit ito ay isang mas malalalim na karanasan. Sa paghahanap ng kaligayahan ang isang indibidwal ay nakatutok lamang sa kanyang sarili, ngunit inaalis ng kagalakan ang isang tao sa pagiging isang sakim at pagkaabala sa sarili lamang at nagbibigay ng daan para makialam sa kapakanan ng iba. Ang kagalakan ay isang karanasan na nagkokonekta sa atin doon sa mas mataas pa sa atin. Inilabas ng kagalakan ang ating mga sarili upang makikipag-ugnayan sa iba. Ang kagalakan ay maaaring magbigay-lakas sa atin mula una hanggang huling bahagi ng buhay. Kung handa tayong isuko ang paghahanap ng kaligayahan, maaari nating mahanap ang kagalakan. Sa Gulong ng Buhay ito ay umiiral na malapit sa gitna kung saan ang kaligayahan at paghihirap ay natutugunan at nakihalubilo.

Mayroon akong nabasa noon na ang salitang "kaligayahan" ay nagmula sa parehong ugat ng salitang "nangyayari" kaya inaakala ko na ang kaligayahan ay maaaring batay sa kung ano ang nangyayari. Kung masasayang mga bagay ay mangyayari, kasunod ay pagiging masaya. Subalit iba ang tinatawag na kagalakan. Noong ako'y nasa kapanahonan pa ng pagiging desperado, isang kaibigan ang nagsabi sa akin na "ang kaligayahan ay isa sa mga bunga ng Espiritu, at ang sinuman na may "Banal na Espiritu" sa loob niya ay may kaligayahan. Dahil hindi ko nakita ang kaligayahan sa iyong buhay, dahil wala sa iyo ang Banal na Espiritu." Ang taong ito ay nalilito kung ano ang "saya" sa "ligaya", sapagkat ang dalawang ito ay may kaibahan. Totoong hindi ako masaya sa mga sandaling iyon ng aking buhay. Subalit ang kagalakan ay nandoon pa rin. May kagalakan sa kaalamang kahit anong mangyayari, kahit sa gitna ng kasuklam-suklam na kalagayan, alam ng Diyos ang lahat ng mga bagay-bagay at ako ay nabubuhay para sa kung ano ang mabuti. Kagalakan kahit sa gitna ng pighati sapagkat alam ko na kahit magpatuloy ang aking buhay sa ganoong kalagayan, hindi pa iyon ang "katapusan" ng kuwento. Ako ay namumuhay na patuloy na tumatakbo sa aking kaisipan ang kasabihang, "hindi ko alam kung ano ang hinaharap, ngunit alam ko Sino ang humahawak ng hinaharap." Nais kong maging maligaya, sino ba ang ayaw? Subalit mas gugustohin ko sa halip ay ang kagalakan. Kagalakan na tumatagal kahit na sa gitna ng mga pagsubok ng buhay. Kagalakan na hindi nakasalalay sa mga pangyayari. Ang kagalakan ay lakas. Ang kagalakan ay walang hanggan. Kahit na ang aking puso ay dinudurog, kahit na ako'y mawalan ng pag-asa, at mga pangarap ko'y nabibigo, at alisan ng materyal na mga bagay-bagay, akin pa rin ang kagalakan.



Maaring hindi palaging may ngiti sa aking pisngi, ngunit sa isang mas malalim na antas ng aking kaluluwa, may kagalakan sa aking puso. Hindi ang kaligayahan ng mga pangyayari, ngunit ang kagalakan sa mas mataas na antas ng kamalayan, ang kagalakan sa espiritu. Ito ang tinatawag na kagalakan sa Panginoon.

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya
uaya101@gmail.com
kpccenter.com/uaya

# Ang kasiyahan





*Lahat tayo ay gustong sumaya o tumanggap ng kasiyahan. Para sa isang tao, ang kasiyahan ay ang mga masasarap na pagkain, para sa iba, ang manalo sa larong chess, o ang pagkapanalo ng kanyang paboritong sport team. Nangarap ka minsan na sana ay manalo ng milyon-milyon sa lotto, samantalang ang iyong kaibigan ay masaya na kapag mabawasan man lamang ng konti ang kanyang timbang. Iba't-ibang katayuan ng buhay, iba't-ibang uri ng kaligayahan.*

*Mayroon lamang isang problema sa paksang "kasiyahan." Kung talagang usisahin natin ang ating mga buhay, ating madiskubre na walang ibang maiwan sa lahat ng mga bagay na ating ginawa at nakamtan maliban sa alaala. Tayo ay naghahabol ng mga kasiyahang dumadaan sa ating landas, subalit sa sandaling matamo na natin, ang mga ito ay naglalaho na parang bula.*

*Nang tayo ay nasa kindergarten, gusto nating palaging nananatili doon. Tayo ay nag-isip na ito ay masayang lugar, saan ang mga bata ay "nagkaroon ng kanilang malaking kaligayahan" at matuto ng bago at nakakagalak na mga bagay. Pero nang tayo ay nasa eskwela na, hindi tayo makapaghintay na makaabot na sa mataas na paaralan. Sa mataas na paaralan, ang pangarap ay ang kolehiyo, at sa kolehiyo, ay ang matagumpay na propesyon. Ang susunod na katayuan ay palaging mas mabuti sa ating tingin at mas lalong nakakaakit. Subalit ito ba ay talagang ganoon?*

*At mayroon pang ibang paksa: Nang makuha na natin ay ating gustong kunin, ang kasiyahang nadarama ay panandalian lamang. Gaya ng isang taong gala sa desyerto at uhaw na uhaw at naghahangad ng isang basong tubig. Nang makahanap na ng tubig, tayo ay galak na galak sa unang pagsipsip, subalit sa patuloy nating pag-inom, nababawasan ang ating kagalakan. Sa bandang huli, nalilimutan pati natin na tayo ay uhaw na uhaw. Sa madaling salita, sinasayang natin ang buong buhay sa paghahabol ng multo ng kasiyahan. At kahit na mahagilap natin ang multong iyon, nangangailangan lamang ng mahigit isang minuto para ito ay maglahong muli. (uaya101@gmail.com)*



# MGA ANTAS NG HANGARIN

*Nadiskubre ng mga may-alam na mayroong limang uri ng mga hangarin na nasa ating loob, na naisaayos sa pagkakasunod ng katindihan at kompleksidad, ayon sa mga antas ng kanilang pagsisibol.*

*Ang una at pinakabatayan, ay ang hangarin ng pagkain, kalusugan, seks, at pamilya. Ito ay kinakailangan para sa ating pamamalagi. Ang pangangailangan ng pagkain at seks ay inihayag na mga hangaring pangkatawan, at ito ay hangarin din ng mga hayop. Kahit ang tao ay nabuhay na mag-isa sa isang napakalayong isla, siya ay nangangailangan pa rin ng pagkain, kalusugan, at pagbigyang kasiyahan ang kanyang pangangailangang sekswal.*

*Ang pangalawa ay ang hangarin para sa kayamanan. Tayo ay nag-isip na ang pera ay makagarantiya upang tayo ay mananatiling nasa mabuting klase ng buhay. Ang pangatlo ay ang kagustuhan ng karangalan at lakas. Gusto nating kontrolin ang iba pati na rin ang ating mga sarili. Sa pang-apat na antas, ang hangarin ng karunungan. Iniisip natin na ang magkaroon ng karunungan ay makapagbigay sa atin ng kaligayahan. Ang kayamanan, karangalan, at lakas, ay tinatawag na mga hangaring makatao. Ang mga ito ay tumubo sa atin na kabahagi sa ating pakikihalubilo sa lipunang makatao, at binigyan natin ito ng kasiyahan sa pamamagitan ng ating pakikiugnayan sa ibang mga tao.*

*Ang panlimang antas, ay ang hangaring pang-ispirituwal. Dito naintindihan natin na mayroong mga bagay na mas mataas pa sa ating pananaw na siyang namahala sa ating mga buhay. Naunawaan din natin na sa mga bagay na ito tayo ay dapat makiugnay. Nang ang panlimang hangarin ay nagising, wala tayong alam kung paano ito pagbigyan ng katuparan. Ang hangaring ito ay tinawag na "tuldok sa puso," kung saan ang layunin ay ang mas mataas pa sa kasalukuyang mundo na ating ginagalawan. Dito sa panghuling antas matutunghayan ng bawat isa ang nakawi-wiling estado ng pag-iral. Sapagkat habang umuusad ang antas ng ating pang-unawa, matutunghayan natin ang walang kataposang hangarin na marating ang susunod pang mas mataas pang antas ng pag-iral. Habang tayo ay nasa ganitong estado ng pamumuhay, ating mararanasan ang isang uri ng pamumuhay na puno ng walang katumbas na kaligayahan. Isang uri ng pag-iral na tanging ang nakakalam lamang nito ay yaong mga taong nakarating na sa antas na ito. May mga taong nakarating na sa panlimang antas. (uaya101@gmail.com)*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong at Sagot



*Tanong:*

*Kung ang mga Muslim ay naniniwala kay Hesus, ano naman ang kanilang paniniwala sa Bibliya?*

*Sagot:*

*Bismillah, wassalatu wassalamu 'ala rasulillah, wa'ala alihi wasahbihi waba'd.*
*Lahat ng mga nananampalataya sa Panginoong Diyos ay nararapat na maniwala kay Hesus (Sumakanya nawa ang kapayapaan) bilang dakilang propeta at sugo ng Diyos, kabilang sa kanila ang mga Muslim at bagkus hindi matatawag ang tao na isang Muslim kung hindi naniniwala kay Hesus (Sumakanya nawa ang kapayapaan). Gayundin sa mga aklat na ipinahayag sa mga propeta at Ebanghelyo ni Hesus (Sumakanya nawa ang kapayapaan), subalit ng dahil sa halos napagkasunduan ng mga nag-iimbistiga na mga Muslim man o hindi, na ang banal na Bibliya na hawak-hawak ng mga ibat-ibang sekta ng Kristiano sa ngayon ay hindi napatunayang kung ito ang mga orihinal na ipinahayag sa mga propeta, katulad ng Tawrah ni Moises (Sumakanya nawa ang kapayapaan), ang Salmo para kay David (Sumakanya nawa ang kapayapaan), at ang Ebanghelyo para kay Hesus (Sumakanya nawa ang kapayapaan), kaya ang mga pantas sa Islam ay mayroon silang tatlong katayuan sa Bibliya.*
*Una, kung ito ay sumang-ayon sa banal na Qur'an na ipinahayag kay propeta Mohammad (Sumakanya ang mga pagpapala at kapayapaan) ay nararapat at obligadong tanggapin at patotohanang ito ay mula sa Diyos, sapagkat pinatunayan ng huling kasulatan (Banal na Qur'an) na ito ay hindi taliwas sa mga aral ng mga propeta at sa kanilang mensahe.*
*Ikalawa; Kung hindi nabanggit ang pagsang-ayon sa Banal na Qur'an o kaya ay pagsalungat ay maaari din na tanggapin at pagbatayan sapagkat sinabi ni propeta Mohammad (Sumakanya ang mga pagpapala at kapayapaan). «Inyong ipahayag ang mga kasaysayan ng Israel, huwag ninyo silang paniwalaan at huwag ninyo rin silang pagbintangan na mga sinungaling.»*
*Ikatlo; Kung ang mga ito naman ay sumasalungat sa Banal na Qur'an ay hindi na kaylan man tatanggapin ng mga Muslim sa dahilang napapatunayang hindi nagmula sa Diyos, at kung ito man ay nagmula rin sa Diyos at ipinahayag din sa mga sinaunang propeta ay maaaring napalitan na o kaya ay binura na Niya, sapagkat ang huling kasulatan ang maaaring makabubura sa mga naunang kasulatan sang-ayon sa kagustuhan ng Diyos para sa ikabubuti ng sangkatauhan sa bawat panahon.*

Maki-ALAM!

# Ang KPCCenter ay nakikiramay sa Mamamamayang Pilipino

*Nagpadala ang aming kagalang-galang General Director na si Mr. Khalid Abdullah Al-Sabea ng sulat sa ating kagalanggalang na Ambassador ng Pilipinas sa Kuwait na si Recardo Endaya upang ipaabot sa lahat ng mamamayang Pilipino ang tauspusong pakikiramay sa kanila nang dahil sa mga hindi inaasahang pagkakaroon ng natural na kalamidad, ang bagyong Ondoy at Pepeng na tumama sa halos buong Bansang Pilipinas higit sa lahat sa Luzon na sinundan nito ng malakas na pag-ulan, pagbaha at pagguho ng lupa sa ibang mga lugar at naging sanhi ng pagkamatay ng daang bilang mamamayang Pilipino at pagkawala ng kanilang mga tirahan at kabuhayan.*

*Taimtim ang aming panalangin sa Allah na maging ligtas ang buong mamamayang Filipino sa mga katulad nitong natural na kalamidad at sa lahat din ng mga kahairapan at pagsubok, at sila ay mamumuhay ng mapayapa, maayos at maginhawa, saan man sila naroroon. Hindi rin maaaring kalimutan sa ating mga panalangin na uapang maligtas din ang mamamayang Pilipino at mga Moro sa Mindanao sa walang katapusang gulo at karahasan at sa anumang gawang-taong kalamidad na naging sanhi rin ng pagkamatay at pagkawala ng tirahan at kabuhayan ng libo-libo sa kanila at sanhi rin ng kahirapang natatamo ng ibat-ibang lipunan.*

*Mga Aral na naidudulot ng mga Natural na Kalamidad:*

*Napapatunayang sa Islam ay maaaring sabay na mamuhay ang mga Muslim at hindi mga Muslim at makiramay sa isa't-isa at magkasama sa lungkot at sa ginhawa. Kung magkaiba man sila ay sa pamamaraan at sa limitasyon lamang ng bawat isa ayon sa katuruan ng Pananampalataya.*
*Gumagawa ng kalamidad ang tao at maaaring magpakita ng lakas, kakayahan at kapangyarihan, subalit hindi minsan ay magpakita din ang Allah ng Kanyang Kapangyarihan upang maibalik ng tao ang kanyang pag-unawang ang Allah lamang ang higit na makapangyarihan sa lahat at walang tunay na lakas at kakayahan kundi sa pamamagitan Niya.*
*Minsan ang tao ay maging tuloy-tuloy na sa kanyang pagkakalihis sa Tuwid na Landas sa dahilang hindi na niyang naalaala ang kanyang kamatayan at ang araw ng paggunaw ng mundo, at higit na umaasa sa kanyang mga kayamanan at katungkulan. Kaya minsan ay ipagpasya ng Allah ang maramihang pagkawala ng buhay at malawak na kalamidad bilang paalaala sa lahat.*
*Minsan ang mga natural na kalamidad ay simula ng parusa sa mga gumagawa ng di maganda o mga pagsuway sa Allah o paggawa ng mga karumal-dumal.*
*Minsan din naman ang mga natural na kalamidad ay pagsubok lamang sa mga tao upang lalong lumakas ang kanilang pananampalataya at pananalig sa Allah.*

*Muli tayong manalangin sa Allah na anumang mangyari at Kanyang ipagpasya sa atin ay sanhi ng Paggalugod Niya sa atin at Kanyang Pagpapatawad sa ating mga kasalanan.. Ameen!*

*Skh. Abdulhadie Gumander*
*Executive Director*



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

05 October 2009
Monday

His Excellency Ricardo M. Endaya
Philippine Ambassador To Kuwait

In behalf of all the staff of **Kuwait Philippine Cultural Center**, and with regards to the Typhoons Ondoy and Pepeng that left hundreds who lost their lives and caused thousands of families abandon their houses because of heavy floods and landslides and lost their livelihoods in the Philippines especially in Luzon, we would like to extend our wholeheartedly compassion and grief to you, to the victims and their relatives and to the Filipino Community here in Kuwait.

We supplicate The Lord our God and we ask Him to keep all Filipino safe from calamities and disasters, sufferings and afflictions as occurred recently. Likewise, we ask Him a peaceful and comportable living for all Filipino here in Kuwait and all over the world.

Mr. Khalid A. Al-Sabea
General Director











# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 5

| *Ang kahulugan sa Tagalog* | *Pagsasaling titik* | *Magkakasama na titik ng salitang Arabik* | *Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik* |
|---|---|---|---|
| *Maligayang Eid* | *Eid mubarak* | عيد مبارك | عِ ي دُ مُ بَ ا رَ ك |
| *Salamat* | *Shukran / Mashkour* | شكراً / مشكور | شُ ك رًا / مَ ش كُ ور |
| *Wala pong anuman* | *Afwan/ Mamnoon* | عفواً / ممنون | عَ ف وًا / مَ م نُ و ن |
| *Pasensiya na* | *Asef* | آسف | آ سِ ف |
| *Maligayang Pagdating* | *Ahlan wa Sahlan* | أهلاً وسهلاً | أَ ه لاً و سَ ه لاً |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = “a”
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= “I”
halimbawa بِ = Bi
Dammah “u”
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| *Raa* ر | *Dhaal* ذ | *Daal* د | *Khaa* خ | *Haa* ح | *Jeem* ج | *Thaa* ث | *Taa* ت | *Baa* ب | *Alif* أ |
| *Faa* ف | *Ghaieen* غ | *Aieen* ع | *Zaa* ظ | *Taa* ط | *Daad* ض | *Saad* ص | *Sheen* ش | *Seen* س | *Zaa* ز |
| | *Yaa* ى | *Yaa* ي | *Haa* هـ | *Waaw* و | *Noon* ن | *Meem* م | *Laam* ل | *Kaaf* ك | *Qaaf* ق |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.

Ust. Mojahid Gumander
IPC, Kuwait City
www.mg76.webs.com



# NASAAN ANG DIYOS BAGO NIYA LIKHAIN ANG MGA KALANGITAN AT KALUPAAN?

*Batid nating lahat Muslim man o Kristiyano na mayroong Diyos na tagapaglikha na Siya ring lumikha ng mga kalangitan at kalupaan at lahat ng nasa pagitan nito sa loob ng anim na araw lamang, sapagkat ito ay nabanggit maging sa Bibliya o sa Banal na Qur-ân. Ganito ang sinabi ayon sa Bibliya: "Gayon nilikha ng Diyos ang lupa, ang langit at lahat ng bagay na naroroon. Sa loob ng anim na araw, tinapos Niyang likhain ang lahat ng ito, at Siya'y nagpahinga sa ika-7 araw." (Genesis 2:1-2) Ganito naman ang sinabi sa Banal na Qur-ân, sabi ng Allah (SWT) ayon sa kahulugan nito sa wikang tagalog: "Katotohanang nilikha Namin ang kalangitan at kalupaan at lahat ng nasa pagitan nito sa loob ng anim na araw, at walang anumang pagkapagod ang nakapanaig sa Amin." (Surah Qaf 50:38)*

*Kung papansinin nating maigi ang mga nabanggit na tatala mula sa Bibliya at sa Banal na Qur-ân ay malinaw na sa loob ng anim na araw lamang ang paglikha ng Diyos sa mga kalangitan at kalupaan at sa lahat ng nasa pagitan nito na kung kaya'y nagkakaisa dito ang mga Muslim at mga Kristiyano, ang pinagkakaibahan lang ay kung ano ang ginawa ng Diyos matapos Niyang likhain ang mga ito? Sapagkat ang nabanggit sa Bibliya ay sa ika-7 araw ay nagpahinga daw ang Diyos, samantalang ang nabanggit naman sa Banal na Qur-ân ay walang anumang pagkapagod ang nakakapanaig sa Diyos, gayon din na hindi maaaring nakakapanaig sa Diyos ang antok at pagkaidlip (tingnan ang Surah Al-Baqarah 2:255) kaya ang Diyos ay hindi nagpahinga, at nang matapos likhain ng Diyos ang kalangitan at kalupaan at lahat ng nasa pagitan nito ay pumaitaas Siya sa Kanyang 'Arsh (Luklukan o Trono) (tingnan ang Surah As-Sajdah 32:4) subalit ang pagkakaibahang ito ay hindi gaano napapansin ng ilan sa atin sapagkat mayroong kumikitil sa kanilang kaisipan at kabilang na dito ay ang katanungang nasaan ang Diyos bago Niya likhain ang mga kalangitan at kalupaan? Kaya, hindi rin natin maipagkakaila na minsan ay nagtatanong din ang ating mga kaisipan lalo na sa mga taong nasa mataas na antas na pag-iisip sa panahon na tayo'y nagpapahinga at pinag-iisipan natin ang tungkol sa mga nilikha ng Diyos, minsan naman ay pinag-uusapan din ito ng iba subalit hanggang ngayon ay hindi parin nagiging malinaw sa kanila. Gayunman, narito ang tamang kasagutan, bago likhain ng Diyos ang mga kalangitan at kalupaan at ang lahat ng bagay ay Siya'y nasa makapal na ulap na ang bandang itaas nito ay hangin at ang bandang ibaba nito ay hangin din. Ayon sa isang Hadeeth na kabilang sa naiulat ni Ahmad bin Hanbal: may isang lalaki na nagtanong kay Propeta Muhammad (sumakanya ang pagpapala ng Allah at kapayapaan) kanyang sinabi: O Sugo ng Allah! nasaan ang ating Panginoon bago Niya likhain ang mga kalangitan at kalupaan? Sinabi niya: "Siya ay nasa makapal na ulap, na ang itaas nito ay hangin at ang ibaba nito ay hangin, pagkatapos ay nilikha Niya ang Kanyang 'Arsh (Luklukan o Trono)".*

*Mga kapatid, huwag nating kaliligtaan na mayroong huling paglalakbay, ang lahat ng bagay ay may katapusan, ang langit at lupa at ang lahat ng mga ito ay maglalaho at ang tanging mananatili lamang ay ang nag-iisang tunay na Diyos na nag-aangkin ng kaluwalhatian at karangalan. Kaya mayroong kasindak-sindak na pangyayari kapag dumating na ang takdang oras na gugunawin na ang mundo.*

Para sa mga katanungan o may gustong ibahagi ay ipadala sa: mgipc@yahoo.com (55612676) bilang karagdagang kaalaman, inshaa-Allah.



Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# Uri ng Pamumuhay ng Pamayanang Moro

*Islam ang pinakamalaking bagay na naglalarawan at naging batayan sa buhay at kultura ng Moro. Ang pag-aasawa ay sagradong bagay sa buhay ng Muslim. Ang pag-aasawa ng hanggang sa apat na babae sa isang pagkakataon ay ipinahihintulot sa Islam, ngunit ito ay may mahigpit na batayan bago ito maisagawa ng isang lalaking Muslim. Ang baboy ay ipinagbabawal na kainin dahil ito ay binanggit sa banal na Qur-an na kabilang sa mga maruruming pagkain. Ang "circumcision" o pagpapatuli ay naging kaugalian at kabilang sa tradisyon ng Islam.*

*Sa pangkaraniwang pamilya ng Moro, ang mga ina ang nagtataguyod at nagbibigay ng lakas-loob sa kanilang mga anak upang mag-aral ng pananampalataya at pamumuhay. Sila din ang nagtataguyod sa mga anak upang maging mabuti ang ugali at asal. Samakatuwid, sila ang unang guro ng kanilang mga anak. Sinasanay din ng kanilang mga magulang ang mga anak na tumulong sa mga gawaing bahay, tulad ng pag-igib ng tubig, pamumulot ng panggatong, paghanda ng pagkain at maging sa kanilang pagsasaka. Naging kaugalian din ang pag-aaral ng Qur-an o ang banal na kasulatan. Ang tawag sa mga mag-aaral ay "murit," at "guru" naman ang tawag sa kanilang titser. Bukod sa Qur-an, napapag-aralan din sa kanilang "madrsah" o eskwelahan ang iba pang mga kaalaman, tulad ng buhay pampamilya at panlipunan, gayundin ang sining, kung saan bawat isang dalaga ay kailangang may-alam, tulad ng "burda", "weaving", pagsayaw at pagkanta. Nakasanayan din ang "kapangagi" o pagbasa ng Banal na Qur-an sa wastong bigkas at masining na tono o "laguh." Sa Sulu ay tinatawag itong "pangadjih ha lihal-lihal", lalo na sa kapanahunan ng "Lailatul-Isra wal Mi'raj" o sa okasyon ng paggunita sa paglakbay ni Propeta Mohammad (saw) sa gabi, mula sa Makkah papuntang Masjid Al-Aqsa sa Jerusalem, at ang kanyang makasaysayang pag-akyat sa langit." Sa tradisyunal na buhay ng mga Moros, ang pag-aaral ay nag-uumpisa sa "Masjid" o "langgal" dahil sa kakulangan ng sapat na panggastos upang magpatayo ng isang "madrasah." Ang mga "murit" ay nag-aaral ng apat na oras sa isang araw. At sa Biyernes ay tumutungo ang mga kalalakihan sa "masjid" o "Langgal" upang magsagawa ng dasal at makinig sa "Khotbah" o sermon.*



# Jambangan

*Ni AbdulQadir E. Laja*

*Ang Jambangan ay isa sa mga makasaysayang lugar sa Pilipinas. Ito ay matatagpuan sa Kanlurang bahagi ng Mindanao. Ang lugar na ito noon ay sentro ng kalakalan sa rehiyon. Bago dumating ang mananakop, ang naninirahan dito ay mga katutubong Samal, Subanon, at iba pa. Sa wika ng mga katutubo, ang ibig sabihin ng "Jambangan" ay bulaklak (o halamanan). Sa paglipas ng mga taon, ang pangalang "Jambangan" ay naging "Samboangan." Sa bigkas naman ng mga Kastila, ito ay naging "Zamboanga." Hanggang sa ngayon, Zamboanga na ang naging pangalan ng lugar na ito.*

*Tulad ng Cebu at Maynila, ang Zamboanga ay dumaan din sa kapangyarihan ng mga mananakop. Ayon sa mananalaysay na si Cesar A. Majul, si Don Juan de Salamanca, ang Gobernador-Heneral ng "Spanish-controlled territories" (ito ang Luzon at Visayas), ay nag utos na magtatag ng garrison o kuta sa Mindanao. Pagkatapos ng mabuting paghahanda, noong April 16, 1635, ang tatlong daan (300) na sundalong Kastila, at isang libo (1,000) na kaalyadong katutubo na galing Visayas ay dumaong sa Jambangan. Ang malakas na pwersa na ito ay sa pamumuno ni Kapitan Juan de Chaves. Noong June 23, 1635, sinimulan ang paggawa ng Kuta. Hindi matanggap ng mga Sultan ang ganitong gawain sa lupain ng mga Muslim. Dahil ang layunin, ay upang maging daan na masakop ang Mindanao at Sulu. Pangalawa, ay maipalaganap ang pananampalatayang Kristianismo, sa tulong ng Jesuit na mga pari. Ang Kuta na ito ay tinawag na "Real Fuerza de San Jose", kilala sa ngayon na Fort Pilar.*

*Ang Zamboanga peninsula sa taon 1635, ay nasa kontroladong teritoryo ng Sultan ng Maguindanao, na si Sultan Kudarat. Ang Basilan naman, at ang Kanlurang Kapuluan ay tributaries sa Sultan ng Sulu. Dahil sa pagtatag ng Kuta na ito, nabuksan muli ang digmaan sa pagitan ng Spanish-government at ng Moro communities.*

*Sa kasalukuyan, tulad din ng ibang mga siyudad, ang Zamboanga ("The city of flowers") ay pinaninirahan ng iba't ibang mga tribo sa bansa. Sa pang araw araw na buhay, sinisikap ng mga mamamayan dito na mapanatili ang Kapayapaan. Tungkol naman sa wika, maraming wika ang nandito, ang wikang Tagalog, Ilocano, Ilonggo, Chavacano, ang wikang Sebuano, Waray, Samal, Subanon, Yakan, Maranao, Maguindanaon, Tausug, at iba pa. Ngunit ang wikang Chavacano ay ang ginagamit ng karamihan, lalo na sa mga publikong lugar. Ang Chavacano ay kahawig sa wikang Espanyol, dahil ang mga Kastila ay nanirahan sa Jambangan ng mahabang panahon.*
















# Field Trip ng KPCCenter Men Section sa Kuwait Towers

*Conducted by Ust. Wahibie Tamama, kasama ang mga KASCO boys, sa pangunguna ni Francisco Abdulasalam Delarmente, Eric Blas, Jeff Bajar, Edwin Guevarra, Lamcar Caruz, Mark Regaspi, Gomer De Vera, Paolo Leo Almendral, Abdullah Lobenario, Joseph, Ronald, Cris, Jasper Cahayag, James Lumibao, Cornello Monteho, Lito. Kasama din ang mga brothers na sina Abdullah Tabing, Yusuf Barbas, Rollie Abdurrashed Managad, Ahmad Yusuf, Troy Walid Catimbang, Norsaide Bango, Wilfredo Abdurasheed Urbino, at Mohammad Paderes.*

















*Inisorat i Abdullah Mustapha*
*First Translator, Ministry of Justice, Kuwait*

## *So Kawiyagoyag Na Lagid Ankaya A Grapon*

*Miyakasoled so goro a ma2awid sa mala2 a grapon ago telo timan a sopot… So paganay a sopot na aya tago2iyan na mga bola a ping pong, so ikadowa na aya tago2iyan na mga diyolin, so ikatelo a sopot na aya tago2iyan na pethad…Oriyaniyan na piyangalosod o goro so mga bola si2iko gerapon, na kiyokhogiyan, na piyangalosodiyanon peman so mag diyolin, na tigiyan ko mga morit a "ino miyapno2 angkaya a grapon" .. Tigiran a "oway".*

*Bikariyan peman so ikatelo a sopot na biyobosiyan ko grapon so tago2iyan a pethad …na miyakakorisek so mga wata2 na tigiran a "miyapenopeno2 so grapon"…na kominowa so goro sa isaka baso2 a ig na biyobosiyan pen ko grapon na lomiyambas so ig ko pageletletan o mga bola agoso mga diyolin agoso pethad na miya2asekasek siran ko grapon.*

*Miyamemesa so mga morit sangkoto a pinggolawla o goro…taros a ini2ishairanon i pakasosongowaniyanon…na somimbag so goro a tigiyan a "giyanan so kawiyagoyag… si2i ko kawiyagoyag na aden a mga importanti a mga galebek a kaylangan a mipeno2 ko orastano, lagid o kashambayang, kakhawiyagan, ago kaphamiliya, na so dawn mapeno2 na khapakay a sopeman so tomalondog sa kai2iportanti, lagid o kapakimbolayoka2, kapangompiya2i ko trak, ago kapamintal sa keleb a walay… Sopeman so pethad a inipeno2 ko pageletletan o mga bola agoso mga diyolin na giyoto so mga ped a say2 a somasagad sa doniya2.*

*Kaylangan a tig o goro…"a aya paganay a showa2an na so lebi a iportnati na gobo2 so tomalondogon sa ka2i2iportanti, ka opama a aya ona2ita tomago2 ko grapon na so pethad na daden a khaminanon ko mga bola agoso mga diyolin.*

*Na siyapentano so orastano sa doniya2 ka mata2an a ped ko paganay a ipagisha2 ko manosiya2 sa mawri a alongan na so omoriyan o antona2a i inosaraniyanon. Ka so oras na sekaniyan so omor na so omor na oras ago minotos, na mata2an ko maga2an a kaphagokit o oras ka lagid o gabon a di2 khitanod a kapeshagadiyan reketano. Toro2antano o Allah sa mapiya a mito2ontano sa ko lalan ko Allah a sampay sa akirat, amin.*



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section, KPCCenter*

## *So maana no mga Hadis no nabi Muhammad (SAW)*

*So Hadis a ikapat:*
*Nakabpon kani Abdullah a wata ni Mas-oud a naliliniyan sekanin no Allah pidtalo nin: pinanudtol salkami no sinugo no Allah (RASOOLOLLAH) a sekanin ba i benal a bangimbenalen (bantang a bangimbantangen): ( sabensabenal so uman i isa salkano na pedtimon so kapangaden lon siya kano tiyan ni ina nin sa patpulo gay sa nutfa , mauli kanunto na maaden manem sa sakempel a lugo a mategas sa mayto bomba (yanin maana na patpulo gay) , mauli kanunto na maaden manem sa sakempel a sapo sa mayto bomba (patpulo gay) , mauli lon na sugon salkanin i isa a malaykat a miyop salkanin sa ngiyawa , nando sugon so malaykat sa pat a kadtalo (bitiala) : kasulat kano Rizki nin nando Umolin (aguialin) nando Galbekanin nando malat i Bagi nin atawka Barabahagi , idsapa ko kano Allah atagin a dala kadnan a bantang a salakaw lon i sabensabenal so uman i isa salkano na penggalbek sa galbekan no Taw sa surga taman sa daden maaden kano pageltan nilan kano surga yatabya na sakamaistro bo ugayd na kaunan sekanin no kitab na makanggalbek sa galbekan no Taw sa naraka na luba makalusod (kano naraka), nando sabensabenal manem so uman i isa salkano na makanggalbek sekanin sa galbekan no Taw sa naraka taman sa daden pageltan nilan kano naraka yatabya na sakamaistro na naunan sekanin no kitab na makanggalbek sa galbekan no Taw sa surga na luba makalusod ( kano surga ).*

*Napanudtol ni Al-bukhaarie nando si Muslim*

## *So mga pangagi nando balaguna a nakua kano nan a hadis:*

*1- Kailay kano namba a hadis so kapia no kapagawida no mga tagpeda (sahabat) no nabi kano nabi Muhammad (saw) sabap kano kinadtalo ni Abdullah sa benal a bangimbenalen so nabi Muhammad (saw).*
*2- Inipayag no nan a hadis so palas atawka ukit a kinapangaden kano Taw siya kano tiyan ni ina nin.*
*3- Napasad i kinasulat kano pat balang a entoba so Rizki,Umol,Galbekan endo Katamanan no Taw a malat atawka mapia kano timpo a siyapan sekanin kano tiyan ni ina nin.*
*4- Sabensabenal a so kabagyop kano ngiyawa siya kano Taw na kano ulyan no kasampurna no pat ulan kano kinaaden lon.*
*5- Sabensabenal so mga malaykat na mga ulipen no Allah a pedsugon nin.*



*Ni Ust. Wahibie Tamama*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter*
*E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw*

## *KAMBIBILAWATAW MAGINGED A MURO SIYA KANO AGAMA ISLAM*

*SABAP KO INGARAN OPISINA NA A KPCC « SIYA SA FARWANIYYAH « STATE OF KUWAIT NAKA SUGO NIN SIYA KNO UMANISA A EMPILIYADO NIN I MAKASURAT SA MGA BITIYARA A MAKAG KAPIYA SIYA KANO INGED ENDO SO MAGINGED……..*
*NA YAKO NAPAMILI NA A MALABIT TANO SIYA NA PANTAG KO KAMBIBILAWATAW MAGINGED A MURO SIYA KANO AGAMA ISLAM.*

*SO AGAMA ISLAM NA GINUGUDIN SA MAPIA SO UYAG UYAG O KAMBIBILAWATAW A SIYA NAKADSABAP KANO KINA BTAD KO DIYANG KA A NAKA SAMPILAY ( NAKA SANGANON ) ENDO INATUR SA MPIA SO PAGLETAN – A PIDSGEDAN O DUWA A TIWALAYA SA*
*ENDAW DEN I KINA PARULI KANO DUWA ( BABAE MAMA ) YAMAITO NAPASAD SO KAWING IRAN « NA ENTU DEN BA A ORAS NA YADEN KAPED TALAGUY O KAWAGIB O UMANISA, YAMAITO NA PEDTABED DEN… «*
*ADEN KANO BABAE I KAWAGIB A PAGENGET siya KANO MAMA :*
*AMAIKA PUTUSEN NA DUWA SEMPAD BO «*
*IKA ISA A SEMPADAN NIN NA: (BALBEGAN SA MAPIA)*
*IKA DUWA A SEMPADAN NA : (IDSUNGEDA S MAPIA)*
*YA PARAS ODI NA UPAMA A BALBEG SIYA KANO AGAMA ISLAM , GASTO NIN SA IPAGUMANGAY, TAMAN SA KASANGKAPAN O LUDEP O WALAY NIN, ENDO SO GAMIT SIYA KANO LAWASIN,*
وفى الحديث " تطعمها إذاأطعمت . وتكسوها إذااكتسيت "
*MANA BALKASIN A MAKALILIYO KO KAWAGIB O SUNGUDANIN,,,*(وكسوتهن بالمعروف ) البقرة *233*
*YABON MAPIA NA MATUGANOR SO LAMBID O LAWAS SA MAPIA , ( (* فأمسكوهن بمعروف *231*البقرة
*ENDAW I NASASNGAN LABI LABI DEN AMAY KA MALO MASIMPIT SO UYAG UYAG NA YA MAPIA*
*NA KANDARASAMAY , MARASAM DEN O BABAE SO KALUMANIN A MAMA «LABI LABI DEN AMAY KA MAKATATATAMPIL SILAN KO MGA PANUGANGANIN.*
ومن قدرعليه رزقه فلينفق مماءآتاه اللّٰه ) الطلاق*7* ( أسكنوهن من حيث سكنتم من وجدكم ) الطلاق *6)*
*SO KARASAM KO KARUMA A MAMA SIYA KANO TIMPO A KADALA DALA NA PINAKA MAPIA ,,,*
*MAITO BA I MGA KARUMA O RASULOLLAH ( MUHAMMAD SAW.) YANIN BAYANAN NA SI AISAH « WATA I ABU BAKAR A IKALIMO SIRAN O ALLAHO TAALA,,,*
*………………………………………………………….*
*YA PARAS MANEM O KADZUNGEDA SIYA KANO AGAMA ISLAM , KAPIA A KAPIA A KAPAGAWIDA ( 19* النساء ) وعاشروهن بالمعروف *ENDO PARANGAY A MAPIA KANANAW A UKIT, YA MASLA NA KAPAMANDO RON KANO MAPIA A ADAT ENDO ADAB, APIA MAN SIYA sa UKIT A KAMBLAG NA YABON MAPIA A KABPITAS, NA MAUKIT SA ULAWLA A MALIWANAG, ENDO PAMUSONGAN A MALUWAG « YA MAITO NA KAGALAW ENDO DALA RATA AGINAWA UMAN ISA KO PIDSINAKATAWAN O DUWA KAMBALA SIYA KANO TIMPO A KABLAG o MAMA KO BABAE « ( 231* البقرة ) أو سرحوهن بمعروف

*Mapia so bayan o mga karuma o rasulullah SAW. « yaniran tumo I makasabar siran kumin sa mapitas Iran so kaluma nilan a papedtayan nilan « (* فتعالين أمتعكن وأسرحكن سراحا جميلا ) الأحزاب *19*

# MAHIWAGANG KABUTE

*Researcher: Bro. Junior Pempe*



*Limang-libong taon nang bantog at kinikilala ang pambihirang fungi na ito. Hari ng mga Herbal, ang bansag ng bansang China. Ayon ito sa aklat ng mga tradisyon ng mga Tsino na may pamagat na 'Sheng Nung Pen-Tao' at 'Outline of Herbal Medicine.' Ang malapayong o lambong na hugis na makikitaang sa anyo nito ay tinatayang may iba't ibang anyo at klase. 38,000 uri nito ang kinikilala sa mundo natin sa kasalukuyan, pawang 2,000 libo lamang nito ang pwedeng makain at magamit sa pagkonsumo at pagluluto, mas maraming uri ang nakakalason (36,000 uri), at pawang 200 lamang sa libong nabanggit ay may pang-medisinang pang-pakinabangan makukuha. Sa 2 dekadang pag-aaral ng mga bansang China, Taiwan, Korea at Malaysia, natuklasan ang paraan para mabatid ang iba't-ibang kategorya at kalakasan ng mga kabute, matutukoy ang kanilang kalakasan at bisa sa pamamagitan ng kulay lamang kung pag-uusapan ang mga health benefits nito. Pinagtibayan sa aklat na '8 Weeks to Optimum Health' na may-akda ni Andrew Weil, isang Professor of Medicine at Director ng Integrated Medicine Programme sa University of Arizona. Naitala na ang kulay na Pula na uri ng mga Mushroom ay ang pinakamabisa sa lahat ng pamilya ng mga fungi na ito. Tanyag sa pangalang 'Reishi' sa Japan na ibig sabihin ay immortality o walang kamatayan at 'Lingzhi' naman ang sikat na taguri ng bansang China, na ibig sabihin ay ang relagalong enerhiya at kalakasan na galing sa Diyos. Ganito ang kanilang pagka-panatiko at pagturing sa uri na pulang kabute. Sumusunod lamang sa hanay ng listahan ng mga herbal ay ang kulay na mga puti, dilaw, purple (kulay ube), asul, itim at iba pa. Sa ginawang pag-aaral naman sa mga bansang Kanluranin tulad ng Amerika, Australia, United Kingdom, at maging sa Middle East, natuklasan na ito ay may kakayahang pumuksa sa pinagmumulan ng cancer cell at pati ang pagkalat nito sa katawan kung ito'y kumalat na sa pasyente.*

*May kakayanan palakasin ang buong defense mechanism ng katawan o ang tinatawag na 'Immune System' na nagsisilbing bantay, taga-asikaso at pampalakas sa kalusugan at pagtuturo din sa katawan na maging Best Doctor, ika nga. Ito ay dahil kung ang katawan ng sinumang kumukunsumo ng kabute na ito, bata o matanda, maging buntis. Magiging balanseng ang sitwasyon at normal ang lahat ng magiging function ng buong sistema ng katawan pati ang mga organ ay magiging fully-improved ang kabuuang pakiramdam, may pambihirang lakas na mararamdam, at higit sa lahat may kakayahan itong pumuksa sa mga sakit na kakapit at madali itong agarang gagaling. Kaya nga, ang napakahalagang hatid na tulong ng kabuteng ito sa ating Immune System ay napaka-importanteng bagay pangkalusugan, para manatili ang katawan na mas maayos at mas malakas, kaysa sa iba na kadalasan ay madaling kapitan ng sakit at 'di agarang gumagaling kung sila'y aatakihin ng malalalang karamdaman. Tandaan na ang kalusugan ay tunay na kayamanan.*

# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)



Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com

Tomas: Sobrang tabatsoy ang misis ko, kaya gusto niyang magbawas ng timbang. Nag-horseback riding siya...
Jorge: Ano'ng resulta?
Tomas: Nabawasan ng sampung kilo 'yung kabayo!
[From Romulo ng Singapore]

ANAK: ma! sabi ng mga kalaro ko panget daw ako
MAMA: anak, ang kagandahan ay nasa loob.
kaya wag ka ng lumabas..dito ka lang.

Pare1: Pare, bat naman hanggang ngayon wala ka pang syota? wala ka pa bang napupusuan?
Pare2: Meron.. Manhid ka lang! (hihihihi! )

TEACHER: Anong similarity nina Jose Rizal, Andres Bonifacio, Ninoy Aquino at Apolinario Mabini?
STUDENT: Maam, silang lahat po ay pinanganak ng holiday.

Ama: Kumusta ang pag-aaral mo?
Anak: Nag-lesson at test po kami tungkol sa mga manok.
Ama: Ano, madali ba?
Anak: Chicken na chicken!
Ama: Anong grade mo?
Anak: Itlog po.
[From Romulo ng Singapore]

Killer 1: Pare, sigurado ka bang dito dadaan yung papatayin natin?
Killer 2: Oo, nagtataka nga ako, 1 oras na tayo dito wala parin siya!
Killer 1: Sana naman walang nangyaring masama sa kanya.
[From Arvin ng New Jersey]

# PAMAMASYAL SA KUWAIT GRAND MOSQUE












*(MASJID KABEER). Programa ni Ust. Mojahid Gumander, sa pangunguna ni Bro. Leonilo Nasser Acosta, kasama ang mga kapatid na sina Robert Omar Sampang, Guillermo Omar Labiano, Mendi Khaled Macarubbo, Winiefred Abdulrashed Anselmo, Christopher Abdulaziz Areza, Emmanuel Emran Finuliar, Roger Issa Vertudazo, Eduardo Muhammad Berciano, George Nasser Aleta, Felix Jabir Polistico, at Jonathan Habib Villareal*

# Mahalagang Mga Numero sa Telepono

*EMERGENCY: 112, 1844777*
*CIVIL ID INFO: 1889988*
*FIRE BRIGADE: 100, 105*
*TRAFFIC VIOLATIONS: 198*

*AMBULANCE:*
*Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927*

*HOSPITALS:*
*Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240*

*PRIVATE HOSPITALS:*
*Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536*

*PRIVATE CLINICS:*
*International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001*

*POLICE STATIONS:*
*Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902*

*IMMIGRATION DEPARTMENT:*
*Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071*

*EMBASSY:*
*Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508*

*ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):*
*Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280*

# LibReng mgA paG-aaRal Sa KpcCenTer

## READING QUR'AN WITH TAJWEED

For Men, every Thursday, 6:00 to 8:00pm
For Women, every Thursday & Friday, 5:00 to 8:00pm

## ARABIC & KUWAITI DIALECT

For Men, every Thursday, 7:00-8:00pm, Friday 2:30-4:00pm
For Women, every Friday, 9:30-11:00am

## BASIC MASSAGE THERAPHY SEMINAR

For Women Only

Every Friday, 8:00-9:30am

## FOR REGISTRATION, CALL KPCCENTER

Tel. 24712574 ext. 111 (women), 102 (men)